# Panitikan ng Pilipinas 110: Panunuring Pampanitikan ng Pilipinas

## 1.1 Deskripsiyon

PAGBASA AT PAGBUO ng kahulugan ng espesipikong teksto o mga teksto na tinawag na panitikan ang sakop ng Panunuring Pampanitikan. Tinatawag din itong Kritisismong Pampanitikan. Sa pangkalahatan, kinikilatis dito ang panitikan, inaalam ang mahusay sa hindi; ang kanonisado at mga naisaisantabi. Ang pananaw at katambal na paraan sa pagkilatis sa panitikan ay hindi nabuo at nanatiling iisa. At dito nagsisimula ang masalimuot na praktika nito. Nangyayaring dumaranas ng mga pagbabago sa pag-alam sa kung ano ang panitikan sa iba't ibang panahon ng kasaysayan kung kaya nagbago-bago rin ang naging pamantayan. Nalikha, gayunman, ang ilang matatag na tradisyon samantalang nabubuo ang mga bagong perspektib. Ang mga tradisyong ito at mga bagong paraan sa pagbibigay-kahulugan sa panitikan ang susubaybayan sa kursong ito.

## 1.2 Layunin

Para sa mga mejor sa BA Filipino (Panitikan) at BA Malikhaing Pagsulat, ang kursong ito ay kinukuha ring elektib ng mga mejor sa BA Mass Communication. Isa sa core courses ang panunuri. Sa mas espesipikong pagsasabi, layunin ng *PP 110 Panunuring Pampanitikan ng Pilipinas* na taglayin ng mag-aaral ang mga sumusunod na kakayahan at pagkatuto pagkatapos ng pag-aaral nito:

- makilala ang ugnayan ng teoryang pampanitikan at panunuri
- makilala ang iba't ibang perspektib sa panitikan at ang kaakibat na praktika sa panunuri

- maunawaan ang historikal at panlipunang konteksto ng pag-imbulog ng iba't ibang praktika sa panunuri sa Pilipinas
- magkaroon ng pagkakataon para sa sariling praktika sa panunuri, gabay at gamit ang iba't ibang perspektib sa panunuri
- maunawaan at mabuo ang komitment ng estudyanteng potensiyal na iskolar, sa imperatibo ng pagbubuo ng Filipinong diskurso sa kultura

1.3 Paraan ng Pag-aaral

Pagbasa ng seleksiyon, talakayan, at pagsulat ng panunuri ang mga paraan ng pag-aaral.

1.4 Teksto at Babasahin

Bienvenido Lumbera (Pangkalahatang Editor), Joi Barrios, Rolando B. Tolentino, Rene Villanueva (Pangalawang Editor). *Paano Magbasa ng Panitikang Filipino, Mga Babasahing Pangkolehiyo.* Quezon City: University of the Philippines Press at Likhaan: UP Creative Writing Center, 2000.

(Antolohiya ito ng mga kanonisado at bagong likha sa mga anyong tula, malikhaing kuwento, dula, at sanaysay. Dito matatagpuan ang mga tekstong kasama sa susuriin sa klase).

1.5 Gawain at Grado

*Indibidwal*

Bawat isa ay susulat ng panunuri ng isang maikling kuwento, isang tula, at isang dula. Maaaring pagpilian ang mga seleksiyong nasa *Paano Magbasa* ... maliban doon sa mga pinili na para talakayin sa klase, na nakasaad sa silabus. Maaari ring pumili sa ibang antolohiya ngunit kailangang isama ang kopya sa inyong panunuri. Bawat panunuri ay may 5-8 pahina lamang, double space, at may font size na 12. May 30 porsiyento ang bahagi nito sa inyong grado.

Isang pangwakas na sanaysay ng panunuri ang isusumite bago matapos ang klase. May habang 7-10 pahina, at font size na 12, double space. Ang panunuri ay tungkol sa mga anyong eksperimental at mga anyong labas sa tradisyunal at kanonisado. May bahaging 15 porsiyento ang papel na ito.



Ang partisipasyon sa klase ay nangangahulugan ng aktibong pagsali sa talakayan maging ito ay pagtatanong, pagbabahagi ng karanasan, iniisip, at nararamdaman. May bahaging 20 porsiyento ito.

*Grupo*

Bawat estudyante ay sasali sa isang grupo. Bawat grupo ay mag-iimbita ng isang tagapagsalita (kritiko o guro ng panitikan) upang makipagtalakayan sa klase. Importanteng isangguni muna sa guro kung sino ang iimbitahin. Inaasahan ang mga sumusunod sa bawat grupo sa araw ng pagdating ng panauhin:

- tala ukol sa panauhin
- balangkas (outline) ng paksa ng tagapagsalita

Maaari rin namang sa anyong video ang gawaing ito kung hindi makakarating ang panauhin sa klase. May bahaging 35 porsiyento ang gawaing ito.

Sa kabuuan, ang inyong grado ay nakabatay sa sumusunod:

| | | | |
|---|---|---|---|
| Indibidwal | – | | 65% |
| • Tatlong Panunuri | – | 30% | |
| • Pangwakas na Papel | – | 15% | |
| • Partisipasyon sa Klase | – | 20% | |
| Grupo | | | 35% |
| | | | 100% |

*Opsiyonal na Gawain*

Maaaring magbigay ang guro ng ispesyal na gawain, paris ng ispesyal na report, para sa mga nangangailangang magpuno sa mga gawaing hindi nagawa, dahil sa hindi inaasahang pangyayari, i.e., pagkakasakit.

1.6 Patakaran at mga Pagpapahalaga: "Bukal ng Walang Hanggang Pagkamalikhain"

Maikli lang ang panahon ng pag-aaral kaya importante ang pagpasok ng regular at nasa sa oras. Pagbabasa ang pangunahing gawain kung kaya importante ang disiplina sa pagbasa.

Lubos na makikinabang ang bawat isa kung ipapalagay ninyo na tayo ay wala sa klasrum. Sa halip, tayo ay inimbitahang makasali sa pambihirang pagkakataon para mag-usap tungkol lamang sa panitikan at sa buhay. Maaari rin ninyong ipalagay na nagsasagawa tayo ng isang workshop na tulad ng mga piling-piling fellows sa isang de-kalibreng writing workshop.

Higit sa lahat, magiging mabunga ang ating sama-samang pag-aaral kung ang sigla't sigasig ay manggagaling sa sarili.

Hinihikayat ko rin ang inyong mga mungkahi sa ilang pagbabago sa inihanay na gawain at babasahin kung para sa mas ikahuhusay ng ating pag-aaral. Naniniwala ako na ang mga estudyanteng kimkim ang alab sa pag-unlad ay bukal ng walang hanggang pagkamalikhain.

1.7 Oras ng Konsultasyon:

Araw: ________________________.

Oras: ________________________

1.8 Mga Sanggunian Para sa Mahilig Pang Magbasa

Abad, Gemino H., Isagani Cruz, Cristina Pantoja-Hidalgo, Alfred Yuson, and Edna Zapanta Manlapas (eds.). *An Edith Tiempo Reader.* Quezon City: University of the Philippines Press, 1999.

Alegre, E., and D. Fernandez (eds.) *Writers and Their Milieu: An Oral History of Second Generation Writers in English.* Manila: De la Salle University Press, 1987.

Almario, Virgilio S. *Ang Makata sa Panahon ng Makina.* Quezon City: University of the Philippines Press, 1972.

________________. *Balagtasismo Versus Modernismo: Panulaang Tagalog sa Ika-20 Siglo.* Quezon City: University of the Philippines Press, 1984.

________________. *Mutyang Dilim.* Lungsod Marikina: Talingdao Publishing House, Inc., 2002.

________________. "Kapag Isinangkot ang Pagtula, Ang Panulaang Filipino Tungo sa Bagong Milenyo," *Bulawan* 2 (2001): 62-79 NCCA.

Bresnahn, Roger J. (ed.). *Angles of Vision: Conversations on Philippine Literature.* Quezon City: New Day Publishers, 1992.



Carpio, John D. (ed.). *Deconstruction in a Nutshell (A Conversation with Jacques Derrida).* New York: Fordham University Press, 1997.

Childs, Peter and Patrick Williams. *An Introduction to Post-Colonial Theory.* Great Britain: Prentice Hall, 1997.

Chua, Jonathan (comp. ed.). *The Critical Villa, Essays in Literary Criticism by Jose Garcia Villa.* Quezon City: Ateneo de Manila University Press, 2002.

Cruz, Isagani R. (ed.). *In Our Own Words: Filipino Writers in Vernacular Languages.* Manila: De la Salle University Press, 2000.

Cruz, Patricia Melendrez, at Apolonio Chua (mga ed.). *Himalay: Kalipunan ng mga Pag-aaral kay Balagtas.* Manila: Coordinating Center for Literature, Cultural Center of the Philippines, 1988.

________________. *Himalay: Kalipunan ng mga Pag-aaral kay Jose Rizal.* Manila: Coordinating Center for Literature, Cultural Center of the Philippines, 1991.

Fanon, Frantz. *The Wretched of the Earth.* Isinalin ni Constance Farrington. New York: Grove Press, 1966.

Guillermo, Alice, at Charlie Samuya Veric (mga pat.). *Suri at Sipat: Araling Ka Amado.* Manila: Amado V. Hernandez Resource Center/National Commission on Culture and the Arts, 2004.

Guerrin, Wilfred L., Earle Labor, Lee Morgan, Jeanne C. Reeseman, and John R. Willinghams (eds.). *A Handbook of Critical Approaches to Literature.* 4th Edition. New York/Oxford: Oxford University Press, 1999.

Hidalgo, Cristina, and Priscelina Patajo-Legasto. *Philippine Post-Colonial Studies, Essays on Language and Literature.* Quezon City: University of the Philippines Press, 1993.

Lumbera, Bienvenido (Pangkalahatang editor), Joi Barrios, Rolando Tolentino, Rene Villanueva (Pangalawang Editor). *Paano Magbasa ng Panitikang Filipino* (Mga Babasahing Pangkolehiyo). Quezon City: University of the Philippines Press, 2000.

________________. "Panibagong Dulog sa Estetika, Balik-muni sa Dating." *Bulawan 9,* pp. 7-10, 2003.

Mojares, Resil B. *Origins and Rise of the Filipino Novel: A Generic Study of the Novel Until 1940.* Quezon City: University of the Philippines Press, 1998.

Ordoñez, Elmer A. (ed.) *Nationalist Literature: A Centennial Forum.* Quezon City: Panulat/UP Press, 1995.

Reyes, Soledad. *Pagbasa ng Panitikan at Kulturang Popular.* Quezon City: Ateneo de Manila University Press, 1997.

Said, Edward W. *Orientalism.* New York: Vintage Books, 1979.

San Juan, Epifanio Jr. *Mga Sanaysay sa Panunuring Pampanitikan.* Quezon City: Alemars-Phoenix Publishing House, Inc., 1975.

Showalter, Elaine. "Feminist Criticism in the Wilderness," *Critical Inquiry* 8:181-205, 1981.

Tiongson, Nicanor G. *Kasaysayan at Estetika ng Sinakulo at Iba Pang Dulang Panrelihiyon sa Malolos.* Quezon City: Ateneo de Manila University Press, 1975.

Wald, Alan. "An Introduction to E. San Juan: What is Postcolonial Theory?" *Against the Current* (November-December, p. 27, 1998).

Yu, Rosario. *Sarilaysay: Tinig ng 20 Babae sa Danas Manunulat.* Pasig City: Anvil Publishing, Inc., 2000.

____________ at Alwin Aguirre. *Sarilaysay: Danas at Dalumat ng Lalaking Maunulat.* Quezon City: University of the Philippines Press, 2004.

Zafra, Galileo. *Balagtasan: Kasaysayan at Antolohiya.* Quezon City: Ateneo de Manila University Press, 1999.

2.0 Balangkas ng Kurso

1. Paghahawan ng Landas
   - 1.1 Masaklaw na Pagtanaw sa Panunuri at ang Lugar Nito sa Diskurso ng Panitikan ng Pilipinas
2. Kritisismo sa Pilipinas sa Pananaw ng mga Kritikong Filipino
   - 2.1 Lumbera
   - 2.2 Reyes



   - 2.3 Almario
   - 2.4 Hosillos
   - 2.5 Integrasyon
     - 2.5.1 epekto ng Kanluraning pamantayan sa panitikan
     - 2.5.2 tugon ng manunulat na Filipino sa karanasang kolonyal
     - 2.5.3 tuon ng kritisismo
     - 2.5.4 landasin ng kritisismo sa Pilipinas
     - 2.5.5 mga isyung kaugnay ng sining at sustansiya
3. Panunuring Naglandas sa Pilipinas
   - 3.1 Pormalismo: praktika't politika
   - 3.2 Makalipunang Panunuri: Historikal, Sosyolohikal, Marxista
     - 3.2.1 tradisyon ng nasyonalismo sa Pilipinas
     - 3.2.2 realismo sa panitikan
     - 3.2.3 nasyonalismo at kritisismo: Santos, San Juan, Lumbera, Guillermo, Tiongson
4. Bagong Perspektib: Kultural at mga Salik na Uri, Kasarian, Lahi at Etnisidad
   - 4.1 pagbuo ng identidad at pagkatao
   - 4.2 panitikan at usapin ng kapangyarihan sa loob at labas nito
   - 4.3 relasyon ng pribilehiyado't naisasantabi
5. Bagong Perspektib: Ang Mambabasang Tagabuo ng Kahulugan
   - 5.1 batayang teoretikal
   - 5.2 proseso ng pagbuo ng kahulugan
6. Bagong Perspektib: Postkolonyal
   - 6.1 kabuluhan at kaangkupan
   - 6.2 puna at pagtuligsa

3.0 Balangkas ng Aralin at Aktibidad

May kabuuang 15 linggo ng pagkaklase. Inorganisa ang mga panahong ito sang-ayon sa mga sumusunod na paghahanay ng mga paksa at mga aktibidad:

*Unang Linggo*
***Paghahawan ng Landas***

- Pagtalakay sa silabus
- Pag-oorganisa ng klase sa mga grupo
- Panimulang lektyur: "Lawas ng Panunuring Pampanitikan sa Pilipinas"—Rosario Torres-Yu

Layunin ng panimulang lektyur na mailatag sa integratibong paraan ang kontekstong historikal at kultural ng panunuri sa Pilipinas, at mapalutang ang mga susing usaping mahalaga sa danas ng panunuri.

*Pangalawang Linggo*
***Kritisismo sa Pilipinas sa Pananaw ng mga Kritikong Filipino: Lumbera, Reyes.***

*Babasahin:*

Bienvenido Lumbera. "Breaking Through and Away," *Revaluation, Essays on Philippine Literature, Cinema and Popular Culture.* Index Press, 1984, pp. 91-101.

Soledad Reyes. "Introduksyon," *Kritisismo.* Pasig City: Anvil Publishing, Inc., 1992, pp. 1-12.

*Mga Tanong para sa Diskasyon*

1. Bakit nangyari na kinilatis ang Panitikan ng Pilipinas na parang nilikha ang mga ito sa kondisyong paris ng sa Estados Unidos?
2. Ano-ano ang mabuti at di-mabuting epekto ng karanasang ito sa ating likha?
3. Kanino natuon ang kritisismo?



4. Ano ang *bagong tungkulin* ng kritisismong pampanitikan sa Pilipinas?

*Pangatlong Linggo*
***Kritisismo sa Pilipinas sa Pananaw ng mga Kritikong Filipino: Almario, Hosillos***

*Babasahin:*

Virgilio Almario. "Ang Filipino sa Kritisismong Filipino," *Daluyan,* VIII:4 (1997), pp. 323-30.

Lucila V. Hosillos. "The Nature of the Filipino Literary Achievement," *Originality as Vengeance in Philippine Literature.* Quezon City: New Day Publishers, 1984, pp. 137-44.

*Mga Tanong para sa Diskasyon*

1. Ano-ano ang mga patunay mula sa mga tagumpay ng manunulat na Filipino na nagsasabing hindi sila nasukol sa kultura ng kanluran?
2. Bakit sinabi ni Hosillos na ang popular at nakasanayan sa panunuri at pagtuturo ng panitikan ay hindi angkop at hindi epektibo sa ebalwasyon ng tagumpay sa kultura ng mga Filipino?
3. Ano itong "Bagong Pormalismo" na iminumungkahi ni Almario?
4. Sasang-ayon ba, sa palagay mo, si Hosillos sa panukalang ito ni Almario? Ipaliwanag.
5. Sa pagbasa ng panitikan ay iminungkahi ni Tiongson ang pagsagot sa limang tanong, ano-ano ang mga ito?
6. Ano-anong salik sa panunuri ang isinasangkot niya? Sa iyong palagay, may silbi ba ang mga ito sa pagpapahalaga sa akda?

*Pang-apat na Linggo*
***Kritisismo sa Pilipinas sa Pananaw ng mga Kritikong Filipino***

*Integrasyon*

Layunin ng talakayang makita sa kabuuan, kung saan nagkakasundo/hindi nagkakasundo ang mga kritiko kaugnay ng mga sumusunod na paksa:

- epekto ng kanluraning pamantayan sa Panitikan
- tugon ng manunulat na Filipino sa karanasang kolonyal
- tuon ng kritisismo: saan, kanino
- landasin ng kritisismo sa Pilipinas
- mga isyung kaugnay ng materyal na kondisyon ng pagbubuo ng pamantayang pampanitikan

*Gawaing Panggrupo I*

Pakikinig at Pakikipagtalakayan sa Panauhing Kritiko. Mangunguna ang Grupo I sa gawaing ito.

*Panlimang Linggo*
***Perspektib sa Panunuri: Pormalismo***

*Paksa ng Talakayan:*

- praktika at politika ng pormalismo sa Pilipinas
- pormalismo ng kanluran: New Criticism
- panukat ng kahusayan sa lente ng pormalismo

*Gawain: Lektyur,* "Ang Praktika at Politika ng Pormalismo sa Pilipinas"—*Rosario Torres-Yu*

*Pantulong na Babasahin:*

Gemino H. Abad. *A Formalist Approach to Reading Literary Works.*

*Pagbasa ng Kritiko:*

Virgilio Almario. "'Three O'clock in the Morning,' Pagpapahalaga kay C.H. Panganiban." *Ang Makata sa Panahon ng Makata.* Quezon City: University of the Philippines Press, 1972.



Patricia Melendrez-Cruz. "Balangkas at Pananagisag sa 'Dugo at Utak,' Filipinong Pananaw sa Wika, Panitikan at Lipunan," 1994, pp. 231-54.

Epifanio San Juan Jr. "'Sa Wakas ng Halakhak,' Isang Eksplikasyon," sa *Ang Sining ng Tula: Mga Sanaysay sa Panunuring Pampanitikan*, 1975, pp. 58-62.

*Mga Tanong para sa Diskasyon*

1. Sa iyong palagay, ano ang silbi ng pag-alam kung sino ang manunulat, at ano ang kalagayan niya nang sulatin niya ang akdang sinusuri?
2. Anong karanasan na siyang paksa ng representasyon ng mga akdang binasa, ang tinukoy sa bawat pagbasa?
3. Paanong inilalarawan o nirerepresent ang karanasan?
4. Ano-anong mga pamamaraang pampanitikan ang ginagamit sa mga akda?
5. Anong bisa ng representasyon ang tinukoy ng mga nagsuri?
6. Ano ang naging tugon nila rito?

*Pagbasa ng Mag-aaral:*

"Bagong Panahon"—Pedro Ricarte, *Paano Magbasa ng Panitikang Filipino (PMPF)*, pp. 414-15.

"Ang Sabi Ko sa Iyo"—Benilda S. Santos, *PMPF*, pp. 398.

"Takada ni Islaw Palitaw"—Lamberto Antonio, *PMPF*, pp. 405-06.

*Tulong/Gawain para sa Diskasyon:*

1. Mag-aasta kang isang pormalista at bubuo ka ng kahulugang "nakabaon" sa mga tula, tatalakayin mo ang mga personal na imahen, masalimuot na proseso ng ugnayan, punto de bista, at sisipatin mo kung paano ginamit ang ironiya/parikala at epekto nito.

*Pang-anim na Linggo*
***Makalipunang Panunuri: Historikal, Sosyolohikal, Marxista***

*Gawain: Lektyur: "Panunuring Makalipunan: Kabuluhan, Tunggalian, Kapangyarihan, at Usapin ng Pagbabago"—Rosario Torres-Yu*

*Paksa ng Talakayan*

- Tradisyon ng nasyonalismo sa Pilipinas
- Tradisyong radikal sa Panitikan
- Kritisismo at Nasyonalismo: Lope K. Santos, Epifanio San Juan Jr., Bienvenido Lumbera, at Gelacio Guillermo
- Panukat ng kahusayan ng akda sa lente ng makalipunang panunuri

*Babasahin*

Bienvenido Lumbera. "The Nationalist Literary Tradition," E. A. Ordoñez (ed.). *Nationalist Literature: A Centennial Forum.* Quezon City: PANULAT/University of the Philippines Press, 1995, pp. 1-16.

Gelacio Guillermo. "The New Mass Art and Literature," E. A. Ordoñez (ed.). *Nationalist Literature: A Centennial Forum.* Quezon City: PANULAT/ University of the Philippines Press, 1995, pp. 358-78.

*Mungkahing dagdag na babasahin:*

Raymond Williams. Chapter 3. *Literature, Marxism and Literature.* Oxford University Press, 1978, pp. 45-54.

*Mga Tanong/Gawain para sa Diskasyon*

1. Bumuo ng mapa ng mga konsepto sa sanaysay ni Lumbera.
2. Ano-ano ang mga ideya't posisyon ni Lumbera na iyong tinatanggap? Bakit?
3. Kung kontra ka, ano-ano ang ideya't posisyong ito? Ipaliwanag mo.



4. Ano itong tinaguriang "new mass art and literature"?
5. Sa anong dahilan maaaring ipalagay na pagpapatuloy ito ng tradisyong makabayan sa panitikan?

*Pampitong Linggo*
***Makalipunang Panunuri: Historikal, Sosyolohikal, Marxista***

*Pagbasa ng Kritiko*

Pedro L. Ricarte. "Pagsusuri sa Estetikang Porma, Sosyolohikong Implikasyon at Katuturang Eksistensyal ng *Sa Mga Kuko ng Liwanag,*" *Panunuring Pampanitikan II: Mga Nagwagi sa Gawad Surian sa Sanaysay Gantimpalang Collantes, (1984-1988)*, 1988, pp. 4-20.

Teresita G. Maceda. *Marcel M. Navarra: Mga Piling Kuwentong Sebuwano.* Quezon City: University of the Philippines Press, 1986.

Eugene Y. Evasco. "Dekonstruksyon sa Alamat ni Sihukuan," *Philippine Humanities Review,* 2004, pp. 120-43.

Rosario Torres-Yu. "Kritisismong Panlipunan sa mga Akda ni Amado V. Hernandez," *Amado V. Hernandez: Tudla at Tudling*, 1986, pp. xxvii-lxiii.

Monico M. Atienza. "Mga Tula ng Pulitika at Pakikisangkot ni Jose Corazon de Jesus," *Nationalist Literature: A Centennial Forum,* E. A. Ordoñez (ed.), 1995, pp. 107-47.

Ma. Josephine Barrios. "Ang Bundok Bilang Bayan: Mga Dula ng Pakikibaka Laban sa Pasko't Karnabal ng Dayo," *Daluyan* VIII: 4 (1997), pp. 343-54.

*Mga Tanong para sa Diskasyon*

1. Sa iyong palagay, ano ang silbi ng pag-alam kung sino ang manunulat at ano ang kalagayan niya nang sulatin niya ang akdang sinusuri?
2. Ano-anong katwiran at paliwanag ang ginamit ni Ricarte para isulong ang pagbasa niyang "nobela ng pagtutol" ang nobela ni Reyes?

3. Tinatanggap mo ba ang pagkritika ni Ricarte na si Reyes ay "hindi ganap na rebolusyonaryong manunulat"? Ipaliwanag mo ang sagot mo.

4. Paano ipinaliwanag ni Ricarte ang pagsasalungatan ng dalawang interpretasyon tungkol sa protagonistang si Julio?

5. Anong mga palaisipan tungkol sa katuturan ng buhay ng tao, ang napalitaw ni Ricarte sang-ayon sa kanyang pagbasa ng nobela ni Reyes? May matutukoy ka ba sa mga ito na mailalapat mo sa kasalukuyan?

6. Sa "muling pagpapakilala" kay Marcel Navarra na isang Sebuwanong manunulat, ano ang namumukod na katangian ng kanyang mga kuwento, sang-ayon kay Maceda?

7. Ano-anong patunay sa panunuri ni Maceda ang masasabi mong nakatulong sa iyo para higit na malaman kung anong klase ng pamumuhay ang dinanas ng mga Sebuwano sang-ayon sa paglalarawan nito sa mga kuwento ni Navarra?

8. Batay sa mga impormasyon tungkol sa kalagayan ng paglalathala, ng kaligirang pangkasaysayan at panlipunan, nababago ba ang dating pagturing sa panitikang bernakular (sa halimbawa ni Navarra) ng panunuri ni Maceda? Ipaliwanag mo?

9. Sang-ayon sa paliwanag ni Evasco, paano pinahina ng pananakop ang kapangyarihan ng alamat ni Sinukuan?

10. Binuong muli ni Evasco ang alamat at natukoy niya ang iba-ibang bersiyon nito. Ano ang kaugnayan ng pagkakaroon ng maraming bersiyon sa kamalayan ng mga Kapampangan?

11. Bakit naging importante sa pagsusuri ng kahulugan ng alamat ang paglalagay rito sa kontekstong pangkasaysayan?

12. Isang pag-aaral ng pagbabago ng kamalayan ang panunuri ni Yu. Ano ang naging pagbabago sa kamalayang pampolitika ni Hernandez?

13. Ano-anong paliwanag ang ginamit ni Yu upang ilarawan ang pagbabagong ito at bigyan ng katwiran?



14. Bakit masasabing ang pinakarebolusyonaryo sa mga akda ni Hernandez ay isang paraan niya, bilang manunulat, na tunggaliin ang namamayaning ideolohiya ng kanyang panahon?

15. Ano-anong katwiran, sa panunuri ni Atienza ang isinalansan niya para kumbinsihin ang mambabasa na hindi lamang makata ng pag-ibig si de Jesus, manapa ay makata rin siyang nakisangkot sa kanyang lipunan?

16. Sa paghusga ni Agoncillio, si de Jesus ay isang "makata ng bayan." Ano ang ibig sabihin nito? Ano ang tinukoy ni Atienza na limitasyon ng ganitong paghusga ni Agoncillo?

17. Paano kinontra ni Atienza ang ibang paghusga sa mga kahinaan ng tula ni de Jesus? Ano ang palagay mo tungkol dito?

*Pangwalong Linggo*
***Perspektib na Nasyonalistiko: Historikal, Sosyolohikal, Marxista***

*Gawain ng Grupo 2: Talakay ng Panauhing Kritiko*

Pangungunahan ng Grupo 2 ang diskasyon

*Pagbasa ng Mag-aaral*

"Si Binibining Phatupats"—Juan Crisostomo, *PMPF*, pp. 266.

"Ang Larawan: The Musical"—*PMPF*, pp. 237-251.

*Babasahin:*

Nicanor G. Tiongson. "Ang Paghuli ng Adarna Tungo sa Isang Pamantayang Pangkultura," *Cultural Research Bulletin* (Pebrero-Marso 1976), pp. 2-7.

*Mga Tanong sa Diskasyon*

1. Ipaliwanag mo kung paanong ang kuwento ni Crisostomo ay nagsisilbing mabuting argumento para sa kabuluhan ng nasyonalismo.

2. Tukuyin mo ang paggamit ng kasaysayan sa dula. Magkomentaryo ka kung naging epektibo ito.

3. Ano ang masaklaw na panlipunang estrukturang kaugnay ng pagbatikos o pagsusuri ang nasa sa dula? Ano ang palagay mo tungkol dito?

*Pansiyam na Linggo*
***Mga Bagong Perspektib: Kultural at mga Salik na Uri, at Kasarian***

*Paksa ng Talakayan*

- Mga salik na bumubuo ng identidad at pagkatao
- Panitikan at usapin ng kapangyarihan sa loob at labas nito
- Relasyon ng pribilehiyado at naisantabi

*Babasahin:*

Rogelio L. Ordoñez. "Literatura ng Uring Anakpawis," *Bisig*, Aklat III., Blg. 1 (1990)

Ma. Josephine C. Barrios. "Ang Bundok Bilang Bayan: Mga Dula ng Pakikibaka Laban sa Pasko't Karnabal ng Dayo," *Daluyan VIII*: 4 (1997), pp. 343-54.

Rosario Torres-Yu. "Kritisismong Panlipunan sa mga Akda ni Amado V. Hernandez."

_______________. "Reimahinasyon ng Ina sa Maikling Kuwento," *Humanities Diliman*, vol. 1, no. 1. (January-June 2000).

*Espesyal na Gawain: Panonood ng dokumentaryong "Sa Daluyong ng Globalisasyon."*

*Mga Tanong para sa Diskasyon*

1. Bakit importanteng alamin kung paano nirerepresent ang ina sa panitikan?
2. Sa mga pagbubuo ng mga tauhang ina, ano-anong pagbabago ang tinukoy ni Yu na makikita sa mga kuwentong sinuri?
3. Kaugnay ng usapin ng pagbabago ng kamalayan ng kababaihan sa Pilipinas, paano ipinaliwanag ni Yu ang kahalagahan ng "reimahinasyon ng ina" sa mga kuwentong sinuri?



*Pansampung Linggo*
***Mga Bagong Perspektib: Kultural (Salik na Lahi, Etnisidad)***

*Pagbasa ng mga Mag-aaral*

"Juan Tamban"—Malou Leviste Jacob, *PMFP*, pp. 132-49.

"Panatiko"—Marani Kabugwasan, *PMFP*, pp. 367-86.

*Mga Tanong para sa Diskasyon*

1. Alamin mo kung ano-anong naging kahulugan ng salitang panatiko.
2. Bakit naging mabisa ang akda sa panahon nito?
3. Ano-ano ang pagkakaiba (kung mayroon) sa values noon at ngayon?
4. Anong uri ng kilos o gawi ang pinagtitibay ng akda? Ipaliwanag mo?

*Panlabing-isang Linggo*
*Pagbasa ng Kritiko*

*Pagbasa ng Mag-aaral*

Leoncio P. Deriada, "Nagtataka Sila"—*PMFP*, pp. 408-10

Eli Rueda Guieb III "Relasyon"—*PMFP*, pp. 357-66.

Loline M. Antillon, "*Florante at Laura*: Dikonstraksyon ng Pinuno,"

Jerry C. Respeto, "Ang Karnabal sa Likod ng Telon ng 'Mga Santong Tao,'" *Lagda 1*, 1999, pp. 129-41.

Roberto Añonuevo. "Mga Saray ng Pananagisag mula sa *Liham ni Pinay*, Isang Pagbasa sa Tula ni Elynia S. Mabanglo," *Hulagway*, 2000, pp. 33-53.

*Mga Tanong para sa Diskasyon*

1. Meron na bang miyembro ng iyong pamilya na tumira sa ibang bayan? Ano ang mga dahilan nila? Ikuwento mo ang naging karanasan nila.
2. Hindi ba makontradiksiyon ang posisyon ng persona sa tula na samantalang nakikita niya ang "magulo't puno ng basura" niyang bayan ay nagnanais pa ring manatili rito? Ipaliwanag mo ang iyong sagot.
3. Ano-anong hindi karaniwang ideya ukol sa pakikipagrelasyon ang binibigyang-tinig sa kuwento? Paano? Alin ang sinasang-ayunan mo? Alin ang hindi? Ipaliwanag mo.
4. Anong uri ng kilos ukol sa relasyon ang pinagtitibay ng kuwento? Paano nagagawa ito ng kuwento?
5. Anong kontradiksiyon ang nararanasan ni Benny? Bakit nangyayari ito? Iugnay mo ito sa totoong buhay, sa buhay ng mga kilala mo, o sa sarili mong danas. May batayan ba ang kuwento sa totoong buhay?
6. Ano raw ang silbi ng pagtawa? Paano ito nagiging subersibo sa kapangyarihan?
7. Sa halimbawa ng dulang *Mga Santong Tao*, ano-anong pagpapakahulugan ang ugnayan ng mga tao?
8. Ano ang diwaing nilalaman ng "karnabal" bilang representasyon ng lipunan? Ano ang palagay mo tungkol dito?

*Espesyal na Gawain*

Panonood ng isang dokumentaryo tungkol sa pandarayuhan.

*Gawain ng Estudyante*

Matapos mong panoorin ang dokumentaryo, bumuo ka ng 10 tanong na may kaugnayan sa mga ideya o pangyayaring itinuring nang natural at karaniwan, na sumusunod sa ganitong padron:



Ideya: Bayani ang mga OFW
Tanong: Talaga bang bayani ang mga OFW?

Makipagpalitan sa katabi. Subukan mong sagutin ang kaya mo.

***Panlabindalawang Linggo***
***Gawain ng Grupo 3: Pakikipag-usap sa Imbitadong Kritiko***

Mungkahing pokus ng talakayan: Bukod sa iba pang nauugnay na paksa, mainam na maglaan ng pansin sa mga usaping pangkasarian, panitikan, at pagkatao. Halimbawa, ang tungkol sa kung paano nabubuo o nababaklas ang kamalayang pangkasarian sa tulong ng panitikan.

*Pagbasa't Panunuri ng Sumusunod na Akda:*

"Arrythmia sa Taglagas"—R. Fulleros Santos, *PMPF*, pp. 303-08.

*Mga Tanong para sa Diskasyon*

1. Alamin mo ang kahulugan ng arrythmia.
2. Mayaman at tila hindi nasasaid ang mga karanasan ng Filipino sa pandarayuhan. Isa sa tila lubid na matibay na nagdurugtong sa mga ito ang tema ng pangungulila. Sang-ayon sa paglalarawan sa kuwento, nadarama mo ba ang tindi ng damdaming ito? Ipaliwanag mo kung paano ito natamo sa akda.
3. Ano ang palagay mo tungkol sa nagpapatuloy na diaspora ng Filipino?

*Espesyal na Report*

Pagpapakilala sa mga naunang manunulat na nandayuhan at lumikha ng pasimunong panitikang diaspora. Halimbawa: Carlos Bulosan.

***Panlabintatlong Linggo***

***Bagong Perspektib: Ang Mambabasang Tagabuo ng Kahulugan***

*Paksa ng Talakayan*

- Teoretikal na batayan ng aktibong papel ng mambabasa (estrukturalista, post-estrukturalista)
- Proseso ng pagbuo ng kahulugan

*Pagbasa ng Kritiko*

Soledad S. Reyes, "Si Kenkoy sa Loob ng Limampung Taon," *Pagbasa ng Panitikan at Kulturang Popular, Piling Sanaysay, 1976-1996*, pp. 315-22.

Galileo S. Zafra, "Ang Dalumat ng Katwiran sa Balagtasan Bilang Salik ng Estetikang Pampanitikan," *Lagda 1*, 1999, pp. 105-28.

*Mga Tanong para sa Diskasyon*

1. Ano-anong mga pangyayari ang naging dahilan kung bakit nabalewala ang mambabasa sa praktika ng panunuri sa Pilipinas?
2. Paano natuon sa mambabasa ang pagbuo ng kahulugan ng pampanitikang teksto sa mga pag-aaral ng mga estrukturalista at post-estrukturalista?
3. Paano tiningnan ni S. Reyes ang bisa ng pagpapatawa sa pagsasalamin ni Velazquez ng pamumuhay ng mga Filipino na puno ng salungatan?
4. Ano-ano ang mga salungatang nakita ni Reyes sa mga paglalarawang ito?
5. Paano sinalamin ni Kenkoy ang mga pagbabago sa lipunan, sang-ayon kay Reyes?
6. Saan nakasalalay ang pagtuturing ng manonood ng balagtasan na ito ay maganda at makabuluhan?
7. Malaki ang problema ng pag-alam sa estetikang nakapaloob sa panitikang bayan paris ng balagtasan. Paano nalampasan ni Zafra ang problemang ito sa pamamagitan ng pagsusuri sa wika at pag-uugnay dito sa kamalayan ng madla?
8. Ano sa iyong pag-intindi ang tinukoy ni Zafra na "talinghaga ng pangangatuwiran bilang paglalakbay"?



***Panlabing-apat na Linggo***
***Praktikal na Panunuri, Ang Estudyante Bilang Mambabasa.***

"Murang Pangarap" — Herminio S. Beltran Jr. *PMPF*, pp. 428-29

"Ang mga Kagila-gilalas na Pakikipagsapalaran ni Juan dela Cruz"—Jose F. Lacaba, *PMPF*, pp. 432-35.

"Tutubing Bakal"—Joey Ayala, *PMPF*, pp. 424.

*Mga Tanong para sa Diskasyon*

1. Sa pag-uugnay mo ng iyong karanasan sa teksto, ano ang bahagi ng iyong identidad o pagkatao ang naging malinaw, lantad, o natuklasan mo?
2. Ano ang naging pagbasa sa tula ni Lacaba noong dekada '70? Ano naman ang pagbasa mo ngayon? Ano-anong paliwanag ang maaaring ibigay sa pagkakaiba ng mga pagpapakahulugan?
3. Ano-anong karanasan ang naiugnay mo sa tutubi? Ano-anong damdamin ang kakambal ng karanasan mo?
4. Paano naiiba ang karanasan mo't damdaming kaugnay ng tutubi sa karanasan ng persona sa tula? Ano kaya ang maaaring paliwanag dito?

*Espesyal na Gawain*

Makikinig ang klase sa interbyu ni Propesor Yu kay Jose Lacaba noong 3 Hulyo 2001, at kay Herminio Beltran, noong 12 Hulyo 2001. Maaari ring mabasa sa *Sarilaysay, Danas at Dalumat ng Lalaking Manunulat* (University of the Philippines Press, 2004).

Layunin nito na makita ng mga estudyante ang pangkasaysayang kaligiran ng mga awtor.

***Panlabinlimang Linggo***
***Bagong Perspektib: Teoryang Postkolonyal at Panunuri***

*Babasahin:*

Roger Webster. *Studying Literary Theory: An Introduction*. London: Arnold, 1996, pp. 119-22.

Isagani R. Cruz. "The Other Other: Towards a Post-Colonial Poetics," *The Likhaan Book of Philippine Criticism (1992-1997)*. J. Neil Garcia (ed.) Quezon City: Likhaan and University of the Philippines Press, 2000, pp. 50-61.

*Mga Tanong para sa Diskasyon*

1. Ano sa iyong pag-intindi ang kabuluhan ng post-colonial theory sa panunuri ng panitikan sa Pilipinas? Bakit mo nasabi ito?
2. Ano naman ang matutukoy na kahinaan nito?
3. Ano ang naging problema ng tatlong pinakamagaling na kritik sa Pilipinas (Abad, Demetillo, Dimalanta) sa paggamit nila ng dominanteng Western mode of criticism sa isang simpleng tulang kanoniko ng isang Filipinong makata sa Ingles, sang-ayon kay Cruz?
4. Sa padron ng isang postkolonyal na poetika, paano muling babasahin ang mga tula ni Carlos A. Angeles, sa partikular, na mapapalutang ang tensiyon sa pagitan ng heograpiya't lahi, kasarian at pulitika?

*Pagbubuod*

*Gawain*: Sa pamamagitan ng malayang talakayan ay gagawa ang buong klase ng imbentaryo ng mga isyu sa panunuri ng Panitikan ng Pilipinas na naghihintay ng talakay at pag-aaral sa kasalukuyan.

*Kalendaryo*

| Indibidwal | Petsa |
|---|---|
| ✓ Panunuri ng Tula<br>✓ Panunuri ng Kuwento<br>✓ Panunuri ng Dula<br>✓ Pangwakas na Sanaysay | |
| Grupo | |
| ✓ Grupo 1<br>✓ Grupo 2<br>✓ Grupo 3 | |

# Ang May-akda

PREMYADONG AWTOR AT editor si Rosario Torres-Yu ng mga aklat tungkol sa panitikan, wika, at araling panlipunan. Pinakamahalaga sa mga ito ang mga bunga ng saliksik niya katulad ng tatlong bolyum ng *Panitikan at Kritisismo*, National Bookstore, 1981; *Amado V. Hernandez, Tudla at Tudling*, UP Press, 1987; *Langaw sa Isang Basong Gatas at Iba Pang Kuwento ni Amado V. Hernandez*, UP Press, 1996; *Magkabilang Mukha ng Isang Bagol at Iba Pang Akda ni Amado V. Hernandez*, UP Press, 1996; *Sarilaysay: Tinig ng 20 Babae sa Danas Bilang Manunulat*, Anvil Publishing Inc., 2000; at *Welgang Bayan, Empowering Labor Unions Against Poverty and Oppression*, De La Salle University Press, 2003. Kasamang awtor siya ni Alwin Aguirre sa librong *Sarilaysay, Danas at Dalumat ng Lalaking Manunulat*, UP Press, 2004. Inedit at may introduksiyon niya ang *Bayan at Lipunan, Ang Kritisismo ni Bienvenido L. Lumbera* (Maynila: UST Publishing House, 2005).

Naibahagi rin niya ang karanasan at saliksik sa pagtuturo ng wikang Filipino, panitikan, at kilusang paggawa sa Pilipinas sa mga kumperensiyang lokal at internasyonal at sa paglalathala ng mga ito. Kabilang dito ang *Express Firipingo,* Hakusuisha Publishing Co., Tokyo, 1993, 2003; at *Totto Chan, Ang Batang Babae sa Bintana*, Daido Life Foundation, Osaka, 1990, salin sa Filipino ng nobela ni Tetsuko Kuroyunagi. Bunga ng pagtuturo niya sa Japan bilang visiting professor ang koleksiyong *Natto at Bagoong*, UP Office of Research Coordination, 1994.

Kinilala ang pinakamakabuluhan sa mga sinulat niya ng mga gawad tulad ng Gawad Cecilio Lopez, Gawad sa Natatanging Publikasyon sa Filipino, Catholic Mass Media Award, Carlos Palanca Memorial Award for Literature, Gawad Collantes, UP Alumni Award, Teaching Excellence Award ng Ellen Francisco-Fajardo Foundation, at iba pa.

Naglingkod din siya bilang administrador sa Unibersidad ng Pilipinas sa mga posisyong dekano ng Kolehiyo ng Arte at Literatura (2000-2003), Vice Chancellor for Student Affairs (1993-1996), at tagapangulo ng Departamento ng Filipino at Panitikan ng Pilipinas (1985-1988).